# SA MGA KABATAANG FILIPINO

*General Artemio Ricarte*
**Vibora**





***Mahal Na Kabataan Ng Aking Bayan:***

Mahigit na apat napung taon na ang inyong mga ama at ninuno ay mga bata na katulad din ninyo at nakasama ko silang nakibaka laban sa mga Americano. Gayonman sa wakas ay natalo kami sa labanan, hindi dahil sa kami ay kulang sa tapang o lakas ng loob kundi dahil sa kakulangan namin ng mga sandata. Sila ay sumuko ng laban sa aming kalooban sa harap ng hukbong Amerikano. Nuong masakop itong Filipinas ay sinunog nila ang ating mga bahay, sinira ang ating mga bayan at inasal sa aming ang malupit na pakikisama na hindi pa na sasaksihan sa kasaysayan ng Sangkatauhan. Ang aming nakalipas ay siyang tapat na saksi kung gaano ang

dinanas naming hirap nuong panahong iyon ng malubhang kapinsalaan. Ang karamihan ng mga matatalino, kaakit-akit at mga bayani ng ating bayan nuong panahong iyon ng kaguluhan ay ibinilanggo. Ang iba ay itinapon sa ibat ibang panig ng daigdig. Ako ay itinapon na kasama ni Mabini at ng ibang walongpu pang kababayan sa isla ng Guam, isla na nasakop ng mga Japones sa mga unang araw ng digmaang ito. Ako ay nanirahan doon ng dalawang taon bilang bilanggo at ang iba sa aking mga kasama ay nangamatay dahil sa kakulangan ng sapat na pagkain. Gayondin si Mabini, na bumalik dito sa bayang ito. Siya ay mahina at namatay pagkaraan ng ilang araw. Ng matalos ng ating mga kababayan ang malahayop na ginagawa sa amin ng mga Americano, ang kalagayang iyon ay nagpakirot hanggang sa kaibuturan ng kanilang puso at naghari sa kanila ang hindi kasiyahan. Nabigo ang kanilang pagtutol sa malahayop na pamamaraan ng mga kanluranin.

Pagkalipas ng ilang taon ay nagtatag ako

ng isang himagsikan laban sa mga Americano, ngunit hindi nagtagumpay dahil sa ng matuklasan ay napiit ako sa madilim na bilangguan sa loob ng anim na taon. Ako ay kanilang ikinulong sa isang bartolinang wala man lamang ilaw ni bintana na tila isang libingan ng mga buhay at di man ako biniggyan ng pahintulot na may makausap.

Doo'y lumipas sa akin ang mapapait na araw na tila baga wala ng katapusan. Sa dakong huli ay tila baga unti-unting nawawala ang aking bait. Sa panahon ng aking pagkabihag ay nadinig ko ang mga yabag ng mga nauuna sa akin; nakikita ng aking mga mata ang malungkot na hinagap sa maliit na siwang sa aking kinapipiitan. Napakaliwanag na ang mga bilanggo ng Amerika ay ipapapatay na lahat sa bibitayan. Gayon man, isang araw, nang matapos ang aking pagkabilanggo, ako ay kinuha ng opisyal na Amerikano sa bartolina at isinama ako upang makita ko ang ilang mga daan sa Maynila at ipinaliwanag sa akin ang mga kaunlarang ginawa ng Amerika sa bayang ito, sinikap na

himukin ako at manumpa bilang nagtatapat sa harap ng bandilang Amerikano. Hiniling ko na ako ay bigyan ng 40 araw upang isipin ang bagay na yaon dahil sa ang katotohanan ay wala ako sa katayuang makapagpasiya agad. Hindi ko matiyak ang nangyari sa aking palaisipan dahilan sa tila nawala ang lakas ng aking pañgañgatuwiran. Hindi pinairugan ng opisyal na Amerikano ang aking kahilingan at inihatid ako sa isang bapor na siyang nagdala sa akin sa Hongkong bilang isang tapon.

Sa lagablab ng digmaang pumutok sa Europa noong 1914, ay inatasan ako ng pamahalaang Ingles na umalis kapagkaraka sa Hongkong. Ako ay nagpunta sa Shanghai. Sinikap ng mga Amerikano na ako ay dakping muli, at upang makaiwas sa malupit na parusa ay lumipat ako sa Hapon. Nanirahan ako roon ng 26 na taon. Salamat sa mahabaging pakikisama ng Bayang Hapones. Tumigil ako sa Yokohama hanggang pumutok ang Pañgalawang Digmaang Pangdaigdig ngayon. At sa wakas ay nakabalik ako sa

aking bayang tinubuan. Mahabang panahon akong nagtigil sa Hapon, at nagdaan sa akin ang mga araw, buwan at mga taon na kayo ang siyang laging inaalaala, Kabataan ng Bayan, "maningning na pagasa ng Amang bayan", gaya ng sinabi ni Rizal, at kayo ay nagsipaghikahos sa ilalim ng mapangaliping kuko ng mga Amerikano, sa ating sariling lupain.

Pagkalampas ng 40 taong pagsakop sa atin ng mga Amerikano ay nakabalik ako sa sariling bayang ganap na maligaya at minsan pang namalas ang ating mga kalahi upang magkaroon ng pagkakataon na makapagparating sa inyo ng isang mahalagang pagtatapat. "Maraming mga bayaning nabuwal sa dilim ng gabi" at nagbuhos ng dugo sa suliranin ng bayan, upang tayo'y manumbalik sa damdaming Asiatiko na siyang dati nating tunay na kalagayang maka-silañgan.

Matagal nang ninanasa ang pagkakataong ito upang maisalaysay sa inyo ang matapat na pagkilala sa kabayanihang naisagawa ng inyong mga magulang. Mula nang ako

ay bumalik dito sa ating bayan, ay naglakbay na ako sa iba't ibang pook ng Pilipinas, at aking minalas ang mga iniwan ng Amerikano sa atin. Tayo ay kanilang dinaya. Siniil tayo sa ating pagunlad, sapagka't sila ay walang mabuting kaugalian. Sila ay mayroon lamang patakarang makamasakim na kulang ng pagtatapat at ito ay tinatawag kong Yanquismo. Iyan ang dahilan kung kaya ang mga Amerikano ay hindi nauunawaan ang tinatawag na maningning na adhika na inabot ng bantog na silañgan. Mabilis na nadaya ang bayang Pilipino nang kawalang pagtatapat ng mga Amerikano. Marami sa ating mga mamamayan ay walang patumanggang sinikil at patuloy pa ring sinisiil. Nalalaman ng ating bayan na ang hindi tumpak nilang pakikituñgo ay ang paniniil nila sa ating lahi, na nakikita hindi lamang sa mga restauran, kungdi pati sa mga tren, trambia at sa iba pang mga hayag na pook. Mayroon ding mga pook sa ating bayan na hindi maaaring pasukin ng mga pilipino sapagka't ito ay sa mga puti lamang.

O! Mahal na mga kabataan ng aking bayan! Kayo ba ay nagkaroon na ng pagkakataong makipagkaibigan sa mga kabataang amerikano nang walang pagkukunwari?

Tinatanggap ko ang katotohanan na sa loob ng 40 taong aking pagkawalay dito sa ating bayan, ang mga amerikano ay nakapagtayo ng maraming malalaking gusali, magagandang daan at mga tulay, at nakapagtayo ng maraming paaralan, at bilang buñga nito ay isang malaking kunwaring kaunlaran at kunwa'y napalago ang makabagong kabuhayan na maka-amerikanong palakad na hindi bagay sa ating mga Pilipino. Kung ang akala ng mga amerikano ay sa pamamagitan ng mga kunwaring kaunlaran at maliwanag na tila baga kanilang naisagawa, ay nabihag na nila ang Puso ng mga Pilipino, nagkakamali sila dahil sa katotohanang napatunayan ko sa aking paglalakbay sa maraming dako ng Kapuluang ito'y aking nadama na ang tunay na damdamin ng mga Pilipino ay hindi nabihag at hindi maaaring bihagin ng mga Amerikano, kailan pa man.

Bilang kabuuan, ang mga mamamayan ay hindi nalinlang lalo na ang mga kabataan. Sa ganitong malubhang pagkakataon ng kasaysayan natin, naniniwala ako na tayo ay makapagaabuloy ng maliit nating makakaya sa pagtatayo ng Bagong Pilipinas, bula sa bagong buhay, pagkilala sa tungkuling dapat gampanan, at makilala ang kahalagahan ng gawaing ating gagampanan sa hinaharap. Kayo ang tinatawag sa pagtatayo ng hinaharap na hanggahan — ng hinaharap na kaunlaran at kasaganaan. Kayo, mga kabataan, ang pag-asa at liwanag ng ating bayan. Aking nababanaagan sa inyong mga mukha at paguugali ng saligang tunay na Silañganin, ang palàtandaan ng ating mga dakilang ninuno at ang pag-asa ng ating mga magulang.

Kung gayon ay ipinakikiusap at isinasamo ko sa inyo na isagawa ang mga sumusunod na tuntunin: (1) Katapatan at pagibig sa malinis na gawa; (2) paunlarin ang pagkakaisa; (3) iwaksi ang pagtatañgi sa mga puti; (4) igalang ang Bathala, matatanda at mga guro, tuluñgan ang mga kaibigan, pa-

rañgalan ang mga bayani at martir ng bayan; (5) karaniwang ugali at kaakitakit na pakikipagkapuwa; (6) itanim ang diwa ng pagpapakasakit at sariling pagtitiis sa kapakanan ng bayan, at (7) paglilingkod sa kabutihan ng iba at lalo na sa mga kababayan.

Ipaliliwanag ko:

Ang katapatan at pagsasagawa ay lubhang mahalagang sangkap sa pagkilos upang matiyak ukol sa kabataan ng ating bayan. Ang pagtatapat ay magiging kaligayahan ng inang bayan, at sa pamamagitan ng inyong pagsusumikap ay maaari tayong lumigaya. Sa mapalad na katotohanang aking nasaksihan na mga tapat ang ating mga kabataan at siyang humimok sa akin sa pagsisiwalat sa kasalukuyang kalagayan. Nalulugod ako na kayo ay makita kong tapat sa inyong mga gawain. Ang mga bayang Kanluranin ay nagpaparatang sa atin na tayo ay mga tamad. Ang ilang butil ng katotohanan niyan ay buñga ng siñgaw ng panahon at katutubong mga pangyayari. Ang katagang ito ay may kato-

tohanan, gayon man, hindi nagpapakilalang tinatanggap natin ang mga paratang kungdi ito'y isang pagpapaumanhin ng may malawak na pagkukuro.

Tinuruan kayo ng Amerika ng ukol sa demokrasya na lubhang pinalaganap at pagpapaumanhin na mapanglinglang sa loob ng nakaraang 40 taon. Ang mga aral na ito ay wala kungdi isang malaking kataksilan sa tiyak at tunay na pagka-silañganan. Ang demokrasya ay isang maliwanag at walang kapantay na bagay sa salita nguni't sa katotohanan ay hindi matatawarang panglilinlang sa mga alamat ng pag-kasilañganan. Inaasahan ko na kayo ay magtatayo rito ng matibay at mayabong na katatagan at di ng palaisipang walang saligan na — "ang mahina ay siyang busabos at nasisikil ng malakas sa daigdig na ito." Kung ang iba'y pinahihintulutang gumawa ng balang ibig na kanilang maisipan nguni't labag yaon sa matibay at mayabong na saligan, yaon ay pagpapakilala ng kapangyarihang nakapamamaibabaw sa mga kahabaghabag. Kung ang makapangyarihan sa

daigdig mula sa hindi masayod na panahon ay nagsakatuparan ng mga doktrina ng pagkakapantaypantay at pagkamakataruñgan disin sana'y wala ng bansang mahina at alipin. Idinadalañgin ko pa rin na iwawaksi ninyo ang lahat ng ugaling masakim at mapangapi at gagawin ninyo ang tuntuning Asiatiko na pauunlarin ang mga kabataan sa palatandaan ng *"pagkakaisa"*. Upang maipagtagumpay ang diwang ito ay kinakailañgan ang isang dakilang samasamang pagmamalasakit at magkaisa sapagka't ang 3 ay higit at malakas kay sa 2 at ang 2 ay higit din at malakas kay sa 1.

Ukol sa pañgatlong bilang, yao'y katutubong tungkulin ng bawa't ulo ng pamilya, mga guro ng mga paaralan na magtanim at magpayabong sa mga kabataan ng mahalagang palaisipang ito. Sa katotohanan ay tinuruan ng Amerika ang ating mga kabataan ng mga nagpapagunita ukol sa buhay ng mga Lincoln at Washington upang malimutan natin sa ating mga puso ang maningning na nagawa ng mga dakilang bayani ng ating ba-

yan sa silañgan. Naniniwala ang mga Amerikano na kailan pa ma't tayo ay nakapagsasalitang mabuti ng Ingles, ay isa ng sapat na katibayan ng ating kamulatan at mabuting kaugalian, ay naiuugit sa atin ang maling palaisipan ang kahusayan ng lahing puti. Sa kabila ng lahat ng panglilinglang na iyan, gayon man, tayo ay hindi nalinlang ng kanilang mga pamamaraan. Sa pamamagitan ng mga karanasang inyong nasaksihan sa digmaang ito ang tunay na lakas ng Imperio ng Hapon. Kaya ako'y panatag na kayo'y makikipaniwala sa akin na ang tiyak at wakas na tagumpay ng Hukbong Imperial Hapones sa digmaang ito ay isang maningning na araw ng katubusan ng mga taga silangan at kung tamasahin na natin ang ligaya ng tagumpay na iyan ay hindi lamang tayong mga Pilipino ang madudulutan kungdi pati ang buung Silangang Asia. Sa bagong kaayusan na nakikita ninyong itinatatag dito, ang Silangan ay siyang mamamayani sa lahat ng kalagayan sa pamumuno at pamamatnugot ng Hapon. Samakatuwid, kinakailangan ta-

yo ay humanda sa pagganap ng ating tungkulin sa malapit ng dakilang hinaharap. Sa wakas, sa may apat na raang taon na tayo'y nasa ilalim ng kapangyarihan at pinagsasamantalahan ng mga Kanluranin, ay dumating na ang panahong dapat tayong bumangon sa ating mga hukay na pinaglibingang buhay sa atin ng mga puti at ipakita sa boong daigdig na tayo ay may magagawang mabuti at dakilang bagay na magpapasilakbo ng hinihintay na paggalang at paghanga. Ukol naman kay Bathala, igalang ang matatanda, mga guro, parangalan ang mga bayani at mga martir; ito'y naliliwanagan na ng lahat na kinakailangang isagawa sa tuwi na. Ang Poong Bathala ay kinagigiliwan at iginagalang ng buong sangkatauhan. Ang taong natatakot kay Poong Bathala ay taong nakakikilala ng mabuti at masama. Isang walang kapantay na tuntuning nagpapakilala sa baytang ng ating kamulatan ang paggalang sa mga matatanda at mga nakatataas sa atin. Hindi tayo mabubuhay ng maligaya sa pagtatangi. Tayo ay nilalang ng Dakilang Lu-

mikha, kaya kinakailangang igalang ang nakatatanda, kaalinsabay na parangalan ang naglingkod ukol sa ating minimithing kinabukasan. Ito ay isang tanging tuntuning pag-Asia. Ang ating mga ama ay siyang guro sa ating tahanan at sa paaralan ay ang mga guro naman ang siyang gumaganap ng tungkulin ng ating mga ama. Alinsunod sa tinatawag na demokrasya na may maling pakahulugan, ang mga guro ay mga kinatawan lamang na tagapagturo sa ating mga kabataan, isang paniniwalang mali at maligoy. Isipin lamang ninyo ang isang halimbawa na kayo ay binigyan ng inyong ama ng mga buto at ang inyong guro ay laman naman. Kinakailangan ang masinop na pagtutulungan ng bawa't isa. Kung ang inyong paiiralin ay ang paniniwala at mga turo ng mga Amerikano na ang hinaharap lamang ay ang kapakanan ng bawa't isa ay hindi tayo makapagtatayo ng isang matibay at masaganang nagkakaisang bayan. Nagpapasalamat ako kay P. Bathala sapagka't namamalagi pa ang magandang hilig at alamat silañgan ng pagma-

mahalan ng bawa't magkababayan. Hinggil naman sa karaniwang malinis na paguugali at pakikituñgo sa gabay ng buhay at natamo iyan mula sa pagkabata at hindi maaaring mabago kapagkaraka.

Harapin ninyo ng may lamig at hinahon ang anomang suliranin. Gayon man, ikinalulungkot kong sabihin sa inyo na ang iba sa mga kabataan sa mga lungsod ay madaling magulumihanan ng biglang pagaalinlangan sa walang kabutihang bagay sa tunay na kaugaliang pangsilañgan. Tuturuan natin ang ating mga kabataan na magtipid at magimpok at huwag magmalabis sa paggamit ng mga karangyaan gaya ng mga mahal na singsing, bato, magagarang damit; mga kapalaluan at kagaslawang palaisipang labag sa ugaling silañganan at kailan man ay hindi naging ugali ng ating mga ninuno ang mga iyan. Ang aking mga pagpuna ay nakasalalay sa mga kaayusang panglabas at mga pagmamasid, gayon man ay naniniwala ako na hindi pa nawawala sa inyo ang mabuting paguugali at pakikituñgo sa mga hayag na pook.

Naniniwala ako na mahalaga ang pagmamalasakit ng mga kabataan sa ating bayan, gayon man, ay nañgañgamba ako sa mga tuntuning iniukit ng mga aral Amerikano na pawang palaisipang masakim lamang. Sa panahon ng pamamahala ng mga Amerikano ay itinuro sa atin ang adhikaing sa sariling kapakanan na siyang gumanyak at nagbigay ng halaga na harapin ng bawa't isa ang kaginhawahang pangsarili sa halip na harapin ang para sa kabutihan ng lahat. Ang masamang pamamaraang ito ng mga Amerikano, ang kasakiman at pagapi na naging dahilan ng pagtitining ng digmaan ngayon, at samantalang iya'y umiiral sa daigdig ay hindi matatapos ang digma ng bansa laban sa kapuwa bansa. Ang pagmamalasakit ukol sa kabutihang panglahat ay siyang mahalagang saligan ng maligayang buhay. Ang pagpapakasakit sa sarili ay isang mahirap na gawa nguni't kinakailangan natin iyan. Kung hindi pagmamalasakitan ang maraming bagay sa buhay na ito ay hindi natin matatamasa ang tunay na kaginhawan at kapayapaan. Huwag ninyong

kalilimutan na kailan ma't ang kaligayahan at kapayapaang ito sa pamamagitan ng hirap at pagmamalasakit ay matatamo natin iyan nang wala nang katapusan. Ang Banal at lalong malawak na silañgang Asia sa pagtatatag ng isang kabilugang masagana ay isang banal na layunin ng ating tagapagtaguyod ang Imperio ng Hapon, na ipinakipagsapalaran niya ang 3000 taong buhay na naging maligaya at hindi nagtamo ng anomang kabiguan sa maningning niyang kasaysayan. Pagsumulpot ang digma ang bawa't kamay ay kumikilos na samasama sa diwa ng pagmamalasakit. Pinipithaya ko sa Dakilang Makapangyarihan na tayo ay bibigyan niya ng lakas at kinakailañgang tapang upang lubos na matamo natin ang dakilang hañgarin na ngayon ay nililiwanag ng Hapon upang matupad ang banal na tungkulin. Sa gayon ding diwa ng pagpaparañgal, ang ating pangbansang bayani, ang Dakilang Jose Rizal, ay naghandog ng buhay para sa kabutihan ng ating bayan.

Sa katapusang pagsusuri, ang pagsasaga-

wa ng ukol sa kabutihan ng lahat ay nañgañgahulugan din ng pagmamalasakit. Sa maraming taon ay nakilala na natin ang salitang "*lingkod*" na ang kahulugan ay paggawa ukol sa iba, na hiwalay sa lahat ng kilos at gawang hindi nagpapalaki sa kanyang sariling pagkatao. Sa ating buhay ay gagawa tayo ng ukol sa kapakanan ng lahat at hindi sa kapakanan ng ilan lamang. Ito ang tungkuling magdudulot ng kapakinabañgan sa ating mga mamamayan. Ito ang hinagap na hindi nagaganap sa kabuuan ng Demokrasyang Kanluranin. Nagagalak ako na ngayon ay mayroon tayong mga samahang naghahandog ng tulong sa bayan, at himukin ang bayan na makiisa at tumulong sa Imperio ng Hapon, sapagka't ang mahalagang binabalikat at isinasagawa nito ay ang matandang aral ng ating mga magulang.

Ang paglilingkod sa kabutihan ng bayan ay isang mahirap na tungkulin nguni't ito ay madali nating maisagawa. Halimbawa, ang paglilinis ng mga daang bayan ay isang gawaing ukol sa kapakinabañgan ng lahat at wa-

lang gaganap nito para sa kabutihang pangsarili. Idinadalañgin kong ang lahat ay tumupad ng matapat laking ang ating katutubong tungkulin. Ito ay tungkulin ng bawa't isa, lalong lalo ng mga kabataan ng ating inang bayan.

Minamahal kong kabataang Pilipino—ipinañganak ang bagong kaayusan, tatahakin natin ng buong katatagan at walang patumangga, handa para sa katapusang paglalakbay upang marating ang maligayang hantuñgan na ating pinagsikhayan sa daan-daang taon. Iyan ang banal na adhika ng ating mga magulang — ang kalayaan at pagsasarili.

Bago ako magwakas, pahintulutan akong dumalañgin kay Poong Bathala na paligayahin tayong lahat at tangkilikin ang ating mga tahanan at mga kaanak. Maraming salamat.



*Queridos Jovenes De La Patria:*

Hace mas de cuarenta años, vuestros padres y abuelos, que eran jovenes como vosotros, luchamos juntos contra los Americanos. Pero, por la mala suerte, perdimos en la contienda, no por falta de valor y coraje, sino porque no poseiamos entonces suficientes armas y municiones de guerra. Tuvieron que rendirse forzosamente contra su voluntad ante la superioridad de las fuerzas Americanas invasores, quienes, al posesionarse de las islas, quemaron nuestras casas, destruyeron nuestros pueblos, tratandonos de una manera mas cruel que jamas se ha visto en los anales de historia humana. Vuestros antepasados han sido testigos fidedignos de cuanto sufrimos durante aquellos tiempos aciagos de humillacion. Los elementos mas cultos, influyentes y patrioticos de nuestro pais durante aquel conflicto armado fueron encarcelados; algunos, expatriados en diferentes partes del mundo. Yo fui desterrado con Mabini y otros ochenta compatriotas a la isla de Guam, isla que fue ocupada por los Japoneses en los co-

mienzos de esta lucha titánica. Vivi allá por dos años como prisionero, y a lo de nuestro exilio, muchos de mis compañeros murieron, algunos, por padecemientos fisicos, y otros, por falta de alimento. El mismo Mabini, cuando volvio al pais, se hallaba gravemente enfermo, falleciendo pocos dias despues. Nuestros compatriotas, al enterarse del trato inhumano de que habiamos sido objeto, sentieron un pesar en lo mas hondo de su corazon una incalificable indignacion. Protestaron entonces en vano contra tal brutal proceder de los déspotas occidentales.

Despues de algunos años, traté de organizar otra revolucion contra los Americanos, intento que se malogró por una mala fortuna, y cuando fui descubierto, me encerraron en una bartolina oscura por espacio de seis años continuos. Me metieron en una mazmorra sin luz, ni ventilacion — una sepultura para los vivos é incomunicado, y alli pase los dias amargos de mi encarcelamiento que me parecieron siglos enteros, al extremo de que a poco mas, perdi el uso de la razon. Durante mi cautive-

rio, dias tras dias, oia yo los pasos de los desafortunados conducidos al catafalco en el que iban a ser ahorcados. Veia aquellas lugubres escenas con mis propios ojos al traves de una pequeña abertura de mi bartolina. Era muy notable pues que la intencion de America entonces era dar la muerte a todos los presos Filipinos. Pues, al expirar mi sentencia, un oficial Americano me sacó de la carcel y me acompañó para ver algunas calles de Manila, explicandome el progreso y mudansa operados por America en la ciudad Magallánica, tratando de persuadirme para que yo prestára juramento ante la bandera Americana. Le pedi que me concediera cuarenta dias para pensarlo, en vista de que yo habia arrostrado una existencia solitaria durante seis años en la prision, y le dije que no estaba seguro de si retenia aún normales mis facultades mentales, ó si yo ya habia perdido la razon. El oficial Americano rechazó mi peticion y me condujo a un barco, que me llevó a Hongkong como deportado.

En la gran conflagracion Europea de 1914,

el Gobierno Ingles me ordenó que me saliera de Hongkong inmediatamente. Empero fui entonces a Shanghai, donde los Americanos trataron de nuevo arrestarme, y para evitar persecuciones injustas y tratos inhumanos, me trasladó al Japon. Alli vivi por espacio de veinteseis años, gracias al corazon magnanimo del pueblo Japones. Permaneci en Yokohama hasta que se declaró la presente guerra, por la cual, tuve por fin, ocasion de volver de nuevo a mi querida patria. En mi larga estancia en Japon pasó los años, los meses y los dias pensando y acordandome siempre de vosotros, mis queridos compatriotas, de que estabais en nuestro propio suelo bajo la férula esclavisadora de los Americanos.

Despues de los cuarenta años de dominacion Americana, vuelvo a pisar tierra Filipina, lleno de alegria al encontraros de nuevo y poder tener esta magnifica oportunidad para dirigiros unas cuantas palabras, especialmente a esa juventud, "esperanza de mi patria", como dijo Rizal. Muchos patriotas que "cayeron durante la noche" que ofrecieron su san-

gre en holocauto a nuestra causa, habian soñado en que volveriais algun dia a ser Asiaticos como asi todos eramos originalmente. Esta es la mejor oportunidad para demostrar vuestro respeto y reconocimiento a las almas heroicas de vuestros antepasados.

Desde que regresé a nuestro pais, he hecho varios viajes recorriendo diferentes puntos de Filipinas, en los cuales, he observado todo cuanto los Americanos han enseñado y legado a mis compatriotas. Los Americanos os habian engañado miserablemente. Pues estos desprovistos como estan de una civilizacion propia, ni tienen historia, ni buenas tradiciones, pues solo estan empapados con el espiritu materialista, careciendo de toda sinceridad: esto es Yanquismo nato. Esta es una de las razones porque los Americanos no alcanzan lo sublime de que son el alma, las costumbres y las idiosencracias Orientales de nuestros abuelos. La insinceridad del pueblo Americano ha corrumpido al pueblo Filipino, y, tan es asi, que muchos de nuestros compatriotas sufrieron lo indecible y continuan sufriendo aun en

vana protesta. Nuestro pueblo no se olvida de los malos tratos llenos de prejuicios raciales de los Americanos a los Filipinos, tanto en los retaurantes, como en los trenes, tranvias y sitios publicos. En nuestro propio pais habia lugares donde se prohibia la entrada de los Filipinos por los Americanos. Que ironia!

Oh, queridos jovenes de mi patria adorada! Acaso habeis tenido ya lazos de amistad con los jovenes Americanos sin ninguna reserva mental?

Veo la realidad tangible en que, durante mi ausencia de cuarenta años, se hayan construido grandes edificios, buenas carreteras, y se han aumentado el numero de escuelas, y por todo resultado, sin embargo, no es mas que un progreso artificial del pais que se ha modernizado, al parecer, y Americanizado demasiado. Si los Americanos creyesen que por medio de estos adelantos materiales y apariencias ficticias conquistaran el corazon del pueblo Filipino yerran de medio a medio, y es un hecho que he comprobado durante mi travesia

en distintas partes del Archipielago cuando trate de pulsar la opinion publica y observé que el verdadero sentir de la mayoria de los Filipinos no se haya cautivado por los Americanos, ni creo que jamás lo sera. En resumen, el pueblo no se dejó engañar, especialmente la juventud vigorosa. En los momentos mas criticos de nuestra historia, confio en que aportareis vuestro grano de arena en la reconstruccion de la nueva Filipinas, comenzando una nueva vida, reconociendo que vais a jugar un papel vital e importante para nuestro futuro destino. Sois los mas llamados a sobrellevar el peso de la responsabilidad por la suerte, progreso y porvenir de nuestra patria. Sois la esperanza y la antorcha de inapreciable valor para Filipinas. Veo pues reflejados en vuestros rostros el caracter y las fecundas huellas del verdadero Orientalismo, simbolo de las virtudes y afanes de vuestros antepasados.

Ruegoós pues, la practica de las virtudes siguientes:

1.o—La sinceridad y el amor al trabajo honrado;

2.o—El desarrollo del "esprit d'corps";

3.o—El descarte del concepto erroneo de inferioridad;

4.o—El respeto al Gran Hacedor, a los viejos, a los maestros; la ayuda a los amigos; la veneracion a los heroes y martires de la patria;

5.o—El habito de sencillez y la fortaleza de caracter;

6.o—La inculcacion del espiritu del sacrificio y de la propia abnegacion; y

7.o—El servicio por el bien del projimo, especialmente del pueblo.

Me explicaré:

La sinceridad y la actividad son elementos caracteristicos muy importantes, por cierto, para la juventud de nuestro pueblo. Vuestra sinceridad seria una fuente de felicidad de

nuestra patria. Afortunadamente, me he convencido del hecho de que nuestros jovenes son mas sinceros aún en medio de esta contienda armada. Me siento feliz y muy contento cuando os veo obrar con sinceridad del Oriental. Los occidentales que van y vienen a nuestro pais nos acusan de ser indolentes y apaticos. Algo de verdad, hay en esto por razones climatologicas y otras circunstancias naturales. Esta admision no significa, sin embargo, "confesion de indolencia de nuestra parte ni mucho menos una indiscrecion", sino que mas bien una indulgencia saludable.

America os enseño los vicios de la tan cacareada democracia y liberalismo ficticio por espacio de cuarenta años. Estas enseñanzas no eran mas que la traicion al genuino orientalismo. La "democracia" al parecer es una palabra excelente, pero en realidad es una condenable abhuracion a nuestras tradiciones orientales. Nuestro objeto es establecer aqui la mutua co-existencia y la co-prosperidad, y no la rancia teoria de que los debiles debian ser tragados por los fuertes al igual que en el

mundo zoologico. Si se ha de permitir de que cada cual hiciera lo que le plazca y lo que le conveniera, esto seria muy contrario al espiritu y al ideal de la co-existencia y la co-prosperidad y una manifestacion inéquivoca del reinado irracional. Si desde tiempo immemorial los pueblos hubieran practicado la doctrina de equidad y justicia, no habria existido nunca alguna nacion debil. Tengo pués fé en que os desligareis de todo egoismo y despotismo occidental y os convertireis en unos verdaderos jovenes asiaticos, desarrollando, por ende, el "esprit d'corps". Para triunfar en ese sentido seria preciso nuestro esfuerzo común para unificarnos. Tres son siempre mayores que dos y dos que uno.

En cuanto al tercer punto, naturalmente, es un deber ineludible de los padres de familia y de los maestros de escuelas, en inculcar é infundir en la juventud el concepto de dignidad. America habilmente ha enseñado a los jovenes, inyectandose en su alma incauta el virús de la civilizacion Anglo-Sajona, infundiendo en vuestras mentes las vidas de los Lin-

colns y los Washingtons, con el fin de borrar de vuestros sentimientos las glorias de los héroes de nuestra patria y del Oriente. Los Americanos han creido erroneamente que el poder hablar bien en Ingles seria ya un timbre suficiente de cultura y de buen educacion, por lo que astutamente os hizo creer en la superioridad de ellos sobre nosotros. No obstante y á pesar de tales artimañas y engañifas, gracias que, al final no hemos caido en el anzuelo. Por vuestra propia experiencia habeis observado y comprendido durante esta guerra la verdadera fuerza del Imperio Nippon. Confio por tanto, en que ya estareis convencidos plenamente de la victoria segura de las fuerzas Imperiales Japonesas en esta lucha y que no está lejos el glorioso dia por la emancipacion de los Orientales, por lo cual, podreis gozar de las bendiciones que trae consigo el triunfo de los Asiaticos. En el nuevo orden que se va a establecer, todos nosotros, los Orientales, seriamos los adalidades de la situacion en el Oriente bajo caudillaje del Dai Nippon. Por lo tanto, debemos estar al tanto del papel im-

portante que vamos a desempeñar en el no lejano futuro. Durante cuatro cientos años hemos sido sepultados vivos bajo la férula occidental, y esta conflagracion mundial será nuestra unica oportunidad para levantarnos de nuestras tumbas en que hemos sido enterrados vivos por los occidentales y demostrar al mundo que tambien podemos hacer algo digno de respeto y de admiracion.

Hablando sobre el respeto á Dios, á los viejos, á los maestros y la veneracion a nuestros heróes y mártires este hecho es una virtud de alcance transcendental que siempre debemos practicar. Dios esta universalmente reconocido, adorado y respetado en su omnipotencia. El que teme y reconoce a Dios como un poder divino es un hombre que sabe distinguir lo bueno de lo malo en esta vida. El respeto á los viejos y á nuestros superiores es una virtud excelente que señala nuestro grado de cultura en la sociedad. No se puede vivir felizmente estando aislados. La voluntad divina nos ha creado, por tanto, debemos respetar á nuestros ancianos, jefes gerargicos, veneran-

do al propio tiempo, á nuestros beneméritos y bienhechores. Este es el punto básico de la ética Asiatica. En nuestros hogares los padres son nuestros maestros pero, en las escuelas, los maestros toman el lugar de nuestros padres. Según la democracia mal interpretada, los maestros no son mas que agentes para enseñar á la juventud, por cierto, una teoria absurda y erronea. Suponiendo que vuestros padres pudieran ofreceros huesos, los maestros podran daros carne. Para fundar el Oriente más sólido y más vigoroso, ha menester que nos ayudemos mutuamente. Si adoptaramos la filosofia y la doctrina america, atendiendo solamente el bienestar personal, nunca podriamos establecer un pais fuerte, grande y próspero. Gracias que en mi pais todavia se conserva la bella tradicion oriental de amar al projimo.

En cuanto al habito de sencillez, integridad y rectitud, esta fase de la vida humana no se adquiere sino desde la edad temprana y no se cambia tan facilmente de la noche á la mañana.

Debeis afrontar cualquier situacion con calma y serenidad. Siento manifestar aqui, sin embargo, que he observado que algunos de los jovenes de las ciudades son facilmente suceptibles á excitacion nerviosa por cualquier cosa baladi, lo cual es contrario al verdadero caracteristico de los jovenes orientales. Debemos enseñar á nuestra juventud que aprendan á economizar y no abusar el uso de anillos costosos, trajes extravagantes, frivolidades, y con las uñas largas, etc., todo lo cual, no conduce mas que al ocio y á la pereza. Esta costumbre frivola y extravagante, no ha sido, nunca jamas de nuestros abuelos. Mis criticas se basan solo sobre las apariencias externas, por cuyo motivo, espero que en el fondo conservais aún las buenas costumbres y las usansas sanas de los orientales. Esto es, que al fin y al cabo sabreis demostrarlo con la manera de vestir y con vuestra norma de conducta propia.

Opino además, que el sacrificio es un dote esencial que debe practicar la juventud de nuestro pueblo. Temo sin embargo, que esta

virtud ya estuviera afectada por los malos dogmas del americanismo rampante. En el régimen americano, se enseño aqui la doctrina individualista, dandose mas importancia al bien personal que al bienestar común. Esta perniciosa práctica americana—el egoismo y despotiamo—han sido el movil infernal que culmino esta guerra, y mientras subsista esta doctrina egoista sobre la tierra núnca terminarán las luchas armadas entre las naciones del orbe. El sufrimiento por el bien còmún, seria la base fundamental y sana de una existencia feliz y halagueña. La abnegacion es una cosa dificil de practicar en esta vida, porque necesitariamos sacrificar muchas cosas materiales; pero sin esta dificultad no habria jamas una verdadera paz ni felicidad humana. Habeis de comprender que la felicidad y la paz logradas a costa de sacrificios, sera duradera y saludable. La guerra del Asia Oriental Mas Grande, es una obra sagrada de nuestro caudillo, el invencible Imperio Nippon que por ella esta arriesgando sus tres mil años de existencia feliz. Y donde existe una obra sagra-

da ahi está tambien el espiritu del sacrificio. Imploro a Dios que os dé el valor necesario para comprender profundamente la mision que el Japon está realizando, para cumplir esta sagrada tarea. Por este mismo espiritu de abnegacion, nuestro sublime heroe nacional, el Gran Patriota Rizal, ofrecio su vida en arras de nuestra patria.

En ultimo analisis, respecto al bien comun, este seria tambien un señalado sacrificio. Desde hace mucho tiempo ya se conocia la palabra "Lingkod" que significa servicio para el bien de otro desligado de todo egoismo. En la existencia humana debemos mirar el bienestar de todos y no el interes individual. Esto es un deber ineludible de nuestra parte para nuestro pueblo, y un atributo que no existe en el indice de la democracia occidental. Celebro en el àlma que entre nosotros se han organizado sociedades cuyos fines son para el servicio por el bien del publico y para convencerlo que nosotros debemos cooperar con el Imperio Nippon en esta grandiosa y fecunda empresa.

El servicio por el bien del pueblo no es una tarea dificil de practicar porque esta dentro de nuestro propio alcance. Por ejemplo, la limpieza de las calles publicas, es un acto del bien publico, que nadie lo hace por beneficio propio. Ruego a todos, que cumplan religiosamente con este deber civico, lo cual es un acto que mas bien incumbe y competea vosotros, lós jovenes de mi querida patria.

Querida juventud Filipina: Acaba de surgir la resurreccion del alma Oriental, el Nuevo Orden. Nosotros los Filipinos, debemos avanzar y marchar adelante juntos con paso firme y con la frente ergida, hasta el final de la jornada para alcanzar la meta feliz por tantos siglos anhelada, nuestro sacrosanto ideal de libertad e independencia. Antes de terminar, deseo rogar a Dios que nos bendiga a todos y proteja a nuestros hogares y familias.—GRACIAS.



